فلبيني (م.م)

Mga Alituntunin At Mga Kahalagahan Ng

# Pag-aayuno

أحكام وفضائل الصّيام

Hot Line
(+965)97288806



﴿يَاأَيُّهَا الَّذِينَ آمَنُواْ كُتِبَ عَلَيْكُمُ الصِّيَامُ
كَمَا كُتِبَ عَلَى الَّذِينَ مِن قَبْلِكُمْ لَعَلَّكُمْ تَتَّقُونَ﴾

**“O kayong mga nananampalataya! Iniatas sa inyo ang pag-aayuno katulad ng pag-atas sa mga nauna sa inyo upang kayo ay magkaroon ng ganap na pagkatakot.”**

**(Al-Baqarah 2:183)**

**“Sinumang mag-ayuno sa buwan ng Ramaḍân bilang pananampalataya at hangad matamo ang gantimpala ay patatawarin para sa kanya ang kanyang mga naunang kasalanan.”**

(Napagkasunduan ang Ḥadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim)

## Mga Batayang Kahulugan at Alpabetong Arabik

| | |
|---|---|
| Allăh | Pansariling pangalan ng nag-iisang tunay na Diyos na Tagapaglikha. Siya ay hindi nagkaanak at hindi ipinanganak. Siya ay walang katulad. Siya lamang ang karapat-dapat pag-ukulan ng pagsamba at wala ng iba. |
| Muḩammad | Siya ang kahuli-hulihan sa mga Propeta at Sugo. Ang kanyang ama ay si Àbdullăh na anak ni Àbdulmuțțalib, at ang kanyang ina ay si Âminah na anak ni Wahb na anak ni Àbd Manâf. Siya ay arabo na nagmula sa angkan ni Propeta Ismael na anak ni Propeta Abraham sumakanila ang kapayapaan. |
| Qur'ân | Salita ng Allăh ﷾ na ipinahayag Niya kay Propeta Muḩammad ﷺ sa pamama gitan ni Jibreel (Anghel Gabriel), nagsisimula sa Surah Al-Fâtiḩah at nagtatapos sa Surah An-Nâs. Ito ang kahuli-hulihan sa mga banal na Kasulatan na ibinigay sa mga naunang Propeta sumakanila ang kapayapaan. |
| Ḩadeeth | Anumang nakasaad kay Propeta Muḩammad ﷺ mula sa salita, gawa, pahintulot o kaya'y katangian ng kanyang pagkatao at pag-uugali. Ito ay nagpapaliwanag din sa kahulugan ng banal na Qur'ân. |
| ﷾ | Subḩânahu wa Taàlâ - Kaluwalhatian sa Kanya, ang Kataas-taasan. |
| ﷿ | Àzza wa Jalla - Sukdol sa Kapangyarihan at Tagasakop. |
| ﷺ | Ṣalla-Allăhu Àlayhi wa Sallam - sumakanya ang pagpapala ng Allăh at kapayapaan. |

| | |
|---|---|
| رَضِيَ اللهُ عَنْهُ | Raḍi-Allăhu Ànhu - kalugdan siya (lalaki) ng Allăh. |
| رَضِيَ اللهُ عَنْهَا | Raḍi-Allăhu Ànhâ - kalugdan siya (babae) ng Allăh. |
| Â / â | Dobleng letra (aa) - mahabang pagbigkas sa letrang ito. Sa arabik ay (اء) |
| À / à | Dobleng letra (àà) - mahabang pagbigkas sa letrang ito. Sa arabik ay (عا) |
| ee / oo | Mahaba rin ang pagbigkas sa mga letrang ito. |

← ← ←

| ح | ج | ث | ت | ب | ا |
|---|---|---|---|---|---|
| Ḥaa | Jeem | Thaa | Taa | Baa | Alif |
| س | ز | ر | ذ | د | خ |
| Seen | Zaay | Raa | Dzaal | Daal | Khaa |
| ع | ظ | ط | ض | ص | ش |
| Àyn | Ẓaa | Ṭaa | Ḍaad | Ṣaad | Sheen |
| م | ل | ك | ق | ف | غ |
| Meem | Laam | Kaaf | Qaaf | Faa | Ghayn |
| ي | ء | | هـ | و | ن |
| Yaa | Hamzah | | Haa | Waaw | Noon |

| Th = ث | T = ت | B = ب | A, I, U = ا ء | |
|---|---|---|---|---|
| Dz = ذ | D = د | Kh = خ | Ḥ = ح | J = ج |
| Ṣ = ص | Sh = ش | S = س | Z = ز | R = ر |
| À, E, O = ع | | Ẓ = ظ | Ṭ = ط | Ḍ = ض |
| L = ل | K = ك | Q = ق | F = ف | Gh = غ |
| Y = ي | H = هـ | W = و | N = ن | M = م |

## Ang Panimula

Ang bawat papuri ay para sa Allăh ﷻ, ang Panginoon ng mga daigdig. Nawa'y ang pagpapala at kapayapaan ay suma-kay Propeta Muḩammad ﷺ, at sa kanyang pamilya, at sa kanyang mga kasama, at sa lahat ng mga taong nasa tamang landas hanggang sa huling araw.

Ang babasahing ito ay tumatalakay sa ilang mga mahahalagang bagay tungkol sa pag-aayuno sa buwan ng Ramaḍân na naglalahad ng mga alituntunin at mga kahalagahan nito sa layuning upang makamit ang pagkamaka-Diyos at pagkamakatao. Isang kalikasan sa mga tao na hindi iiwas sa mga bagay na kanilang inaasam maliban na lamang na makamit ang mga bagay na higit nilang hinahangad.

Nawa'y pagkalooban ng Allăh ﷻ ng maraming biyaya ang lahat ng mga naging dahilan ng paglimbag at pagpapalaganap ng babasahing ito.

**Ust. Mojahid Gumander**
Kuwait Philippine Cultural Center, Kuwait

12 Rabi' Awwal 1434H. - 24 January 2013G.
Email: mgipc@yahoo.com

## Buwan ng Ramaḍân

Ang Ramaḍân ay salitang arabik na ang kahulugan nito ay ang ika-9 na buwan ng Hijri o Kalendaryong Islamiko. Ang buwan ng Ramaḍân ay buwan na kung saan ay nag-aayuno ang mga Muslim sa buong Mundo. Ilang araw pa bago dumating ang buwan ng Ramaḍân ay nananalangin na ang mga Muslim na sana'y maabutan ang buwan na ito.

Bilang karagdagang kalaman ay narito ang mga pangalan ng labing dalawang buwan sa Hijri o Kalendaryong Islamiko:

1. Muḩarram
2. Ṣafar
3. Rabi' Awwal
4. Rabi' Thâni
5. Jamâd Awwal
6. Jamâd Thâni
7. Rajab
8. Sha'bân
9. Ramaḍân
10. Shawwâl
11. Dzul Qa'dah
12. Dzul Ḩijjah

## Kahulugan ng Ṣiyâm

Ang ibig sabihin ng Ṣiyâm (o Ṣawm) sa wikang tagalog ay pag-aayuno, at ang tamang kahulugan nito ay ang pagtitiis sa pagkain, pag-inom at pakikipagtalik sa asawa, at pagtitiis sa lahat ng mga nakakasira rito mula sa pagbukang liwayway hanggang sa paglubog ng araw.

Ang Pag-aayuno sa buwan ng Ramaḍân ay isang tungkulin ng bawat Muslim lalaki at babae na nasa wastong gulang at wastong pag-iisip, at kapag naging malinis ang isang babae mula sa pagdurugo sanhi ng buwanang dalaw o kaya'y panganganak. Lahat ng Nasyon ng mga Muslim ay nagkakaisa na ang pag-aayuno sa buwan ng Ramaḍân ay obligado at ito ay kabilang sa mga haligi ng Islâm. Ito ay ipinag-utos ng Allăh ﷻ noong ikadalawang taon ng Hijrah o kaya'y pag-ibakwit ni Propeta Muḥammad ﷺ mula sa Makkah tungo sa Madeenah, kaya ang Propeta ay nakapag-ayuno ng siyam (9) na Ramaḍân. Ang pag-aayuno ay ipinag-utos din sa mga naunang tao.

## Mga Kahalagahan ng Buwan ng Ramaḍân

1. Sa buwan ng Ramaḍân ay dito ibinaba ang banal na Qur'ân bilang patnubay, tanda at pamantayan.
Sabi ng Allăh ﷻ sa banal na Qur'ân:

﴿شَهْرُ رَمَضَانَ الَّذِي أُنْزِلَ فِيهِ الْقُرْآنُ هُدًى لِلنَّاسِ وَبَيِّنَاتٍ مِنَ الْهُدَى وَالْفُرْقَانِ﴾

سورة البقرة.

Ayon sa kahulugan ng talatang ito:
**"Ang buwan ng Ramaḍân ay dito ibinaba ang Qur'ân, bilang patnubay sa sangkatauhan at malinaw na tanda (o katibayan) at pamantayan (sa pagitan ng tama at mali)."** (Al-Baqarah 2:185)

2. Sa buwan ng Ramaḍân ay binubuksan ang mga tarangkahan ng Paraiso at isinasara ang mga tarangkahan ng Impiyerno at ikinakadena ang mga Satanas. Ayon kay Abu Hurayrah رضي الله عنه kanyang sinabi: sinabi ni Propeta Muḥammad ﷺ: **“Kapag sumapit na ang (buwan ng) Ramaḍân ay binubuksan ang mga tarangkahan ng Paraiso, at isinasara ang mga tarangkahan ng Impiyerno, at ikinakadena (tinalian) ang mga Shayṭân (Satanas).”**[1]

3. Sa buwan ng Ramaḍân ay nabubura ang mga kasalanan maliban sa mga malalaking kasalanan. Ayon kay Abu Hurayrah رضي الله عنه kanyang sinabi: sinabi ni Propeta Muḥammad ﷺ: **“Ang pagdarasal ng limang beses (sa loob ng isang araw) at ang Jumàh sa Jumàh, at ang Ramaḍân sa Ramaḍân ay nabubura sa mga pagitan nila ang mga kasalanan kapag iniwasan ang mga mortal na kasalanan.”**[2]

4. Sa buwan ng Ramaḍân, ang pagsasagawa ng Omrah ay katumbas ng Ḥajj na kasama ang Propeta. Ayon sa isang naisalaysay na Ḥadeeth, sinabi ni Propeta Muḥammad ﷺ: **“Ang Omrah sa Ramaḍân ay katumbas ng Ḥajj na kasama ako.”**[3]

5. Sa buwan ng Ramaḍân ay napakainam ang pamimigay ng kawang-gawa. Ayon sa isang naisalaysay na Ḥadeeth, sinabi ni Propeta Muḥammad ﷺ: **“Ang higit na mainam na kawang-gawa ay ang kawang-gawa sa Ramaḍân.”**[4]

---

(1) Napagkasunduan ang Ḥadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Mukhtaṣar Al-Fiqh Al-Islâmi, Pahina 625.
(2) Iniulat ang Ḥadeeth na ito ni Muslim. Tingnan ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 322.
(3) Napagkasunduan ang Ḥadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim Tingnan ang Minhâj Al-Muslim, Pahina 289.
(4) Iniulat ang Ḥadeeth na ito ni At-Tirmidzi, at ito ay mahina. Tingnan ang Minhâj Al-Muslim, Pahina 288.

## Mga Kahalagahan ng Pag-aayuno

1. Ang pinakadiwa ng pag-aayuno sa buwan ng Ramaḍân ay upang magkaroon ng ganap na pagkatakot.
Sabi ng Allăh ﷻ sa banal na Qur'ân:

﴿يَاأَيُّهَا الَّذِينَ آمَنُواْ كُتِبَ عَلَيْكُمُ الصِّيَامُ كَمَا كُتِبَ عَلَى الَّذِينَ مِن قَبْلِكُمْ لَعَلَّكُمْ تَتَّقُونَ﴾

سورة البقرة.

Ayon sa kahulugan ng talatang ito:
**"O kayong mga nananampalataya! Iniatas sa inyo ang pag-aayuno katulad ng pag-atas sa mga nauna sa inyo upang kayo ay magkaroon ng ganap na pagkatakot."** (Al-Baqarah 2:183)

2. Ang pag-aayuno ay isang paraan upang matamo ang pagiging matapat. Ayon kay Abu Hurayrah رضي الله عنه kanyang sinabi: sinabi ng Sugo ng Allăh ﷺ: **"Sinumang hindi umiwas sa pagsasalita ng kasinungalingan at pagsasagawa nito ay hindi kailangan ng Allăh ang kanyang pag-iwas sa pagkain at pag-inom."**[5]

3. Ang pag-aayuno ay nagbibigay-aral ng pagiging matiyaga at matiisin. Ayon kay Abu Hurayrah رضي الله عنه kanyang sinabi: sinabi ng Sugo ng Allăh ﷺ: **"Kapag ang araw na itinalaga kung kailan ang isa sa inyo ay nag-aayuno, siya ay marapat na huwag magsalita ng masama at huwag sumigaw, at kung may isa na nagmura sa kanya o kaya'y nakipag-away sa kanya, siya ay marapat na magsabi: katotohanang ako ay nag-aayuno."**[6]

(5) Iniulat ang Ḥadeeth na ito ni Al-Bukhâri. Tingnan ang Sharḥ Riyâḍuṣ Ṣâliḥeen, Ḥadeeth 2/1241, Ikatlong Bahagi, Pahina 390.
(6) Napagkasunduan ang Ḥadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Sharḥ Riyâḍuṣ Ṣâliḥeen, Ḥadeeth 1/1240, Ikatlong Bahagi, Pahina 390.

4. Ang pag-aayuno ay isang dahilan ng pagkapasok sa Paraiso. Ayon kay Abu Umâmah رضي الله عنه kanyang sinabi: dumating ako kay Propeta Muḩammad ﷺ at aking sinabi: pag-utusan mo ako ng isang bagay na makapagpapasok sa akin sa Paraiso. Sinabi ng Propeta: **“Ikaw ay mag-ayuno sapagkat ito ay walang katulad.”** Pagkatapos ay dumating naman ako sa kanya sa ikalawang beses at sinabi ng Propeta: **“Ikaw ay mag-ayuno.”**[7]

5. Ang pag-aayuno ay isang kapatawaran sa mga naunang kasalanan. Ayon kay Abu Hurayrah رضي الله عنه kanyang sinabi: sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **“Sinumang mag-ayuno sa buwan ng Ramaḑân bilang pananampalataya at hangad matamo ang gantimpala ay patatawarin para sa kanya ang kanyang mga naunang kasalanan.”**[8]

6. Ang pag-aayuno ay nagbibigay ng kabutihan sa kalusugan. Ayon sa isang naisalaysay na Ḩadeeth, sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **“Kayo ay mag-ayuno upang kayo ay maging malusog.”**[9]

---

(7) Iniulat ang Ḩadeeth na ito nila Aḩmad, An-Nasâ-i at Al-Ḩâkim at mabuti ang Ḩadeeth na ito ayon sa kanya. Tingnan ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 320.
(8) Napagkasunduan ang Ḩadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Mukhtaşar Al-Fiqh Al-Islâmi, Pahina 625. Tingnan din ang Sharḩ Riyâḑus Sâliḩeen, Ḩadeeth 5/1219, Ikatlong Bahagi, Pahina 379.
(9) Tingnan ang Minhâj Al-Muslim, Pahina 284.



7. Ang pag-aayuno ay magiging tagapamagitan sa araw ng paghuhukom. Ayon kay Àbdullăh bin Omar رضي الله عنه, katotohanang sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **“Ang pag-aayuno at ang Qur’ân ay kapwa tagapamagitan para sa alipin (ng Allăh) sa araw ng muling pagkabuhay, sasabihin ng pag-aayuno: O aking Panginoon! pinigilan ko siya sa pagkain at pagnanasa (habang siya’y nag-aayuno) sa araw (ng Ramaḍân), nawa’y iligtas Mo siya sa pamamagitan ko. At sasabihin ng Qur’ân: pinigilan ko siya sa pagtulog (siya’y nagbabasa ng Qur’ân) sa gabi, nawa’y iligtas Mo siya sa pamamagitan ko, kaya magiging tagapamagitan silang dalawa (ang pag-aayuno at ang Qur’ân).”**[10]

(10) Iniulat ang Ḩadeeth na ito ni Aḩmad. Tingnan ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 320.

8. Ang pag-aayuno ay isang pabango ng hininga sa araw ng paghuhukom. Ayon kay Abu Hurayrah رضي الله عنه kanyang sinabi: sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ:**“Sumpa man sa Namamatnugot ng buhay ni Muḩammad, ang amoy ng bibig ng nag-aayuno ay higit na mabango para sa Allăh sa araw ng muling pagkabuhay kaysa sa pabangong Musko (Misk).”** (11)

9. Ang pag-aayuno ay isang kasiyahan sa araw ng paghuhukom. Ayon kay Abu Hurayrah رضي الله عنه kanyang sinabi: sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **“Para sa nag-aayuno ay mayroong dalawang kasiyahan na magiging masaya: kapag itinigil na niya ang kanyang pag-aayuno (mag-ifṭâr) ay nasisiyahan siya dahil sa kanyang pagtigil sa pag-aayuno (pag-ifṭâr), at kapag nakatagpo na niya ang kanyang Panginoon ay nasisiyahan siya dahil sa kanyang pag-aayuno.”** (12)

10. Tatanggapin ng Allăh سبحانه وتعالى ang panalangin ng taong nag-aayuno. Ayon sa naisalaysay na Ḩadeeth, katotohanang sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **“Tatlong panalanging hindi babalewalain: ang (panalangin ng taong) nag-aayuno hanggang hindi pa maitigil nito, at ang matuwid na Imâm (o pinuno), at ang naaapi.”**(13)

(11, 12) Tingnan ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 320.
(13) Iniulat ang Ḩadeeth na ito ni At-Tirmidzi. Tingnan ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 338.

11. Mayroong espesyal na pintuan sa Paraiso para sa mga nag-aayuno. Ayon kay Sahl bin Sa'd ﵁, katotohanang sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **"Katotohanang mayroong pintuan sa Paraiso na ang tawag rito ay: Ar-Rayyân, magsasabi sa araw ng muling pagkabuhay: nasaan ang mga nag-ayuno? At kapag nakapasok na ang pinakahuli sa mga nag-ayuno ay magsasara na ang pintuang ito."**[14]

12. Ang Allăh ﷾ na mismo ang magbibigay ng gantimpala sa mga nag-aayuno. Ayon kay Abu Hurayrah ﵁ kanyang sinabi: sinabi ng Sugo ng Allăh ﷺ: **"Sinabi ng Allăh ﷿ : Ang bawat gawain ng angkan ni Adan ay para sa kanya maliban na lamang sa pag-aayuno, sapagkat ito ay para sa Akin at Ako na mismo ang magbibigay ng gantimpala."**[15]

---

(14) Napagkasunduan ang Ḩadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 321.
(15) Tingnan ang Sharḩ Riyâḍus Sâliḩeen, Ḩadeeth 1/1215, Ikatlong Bahagi, Pahina 376. Tingnan din ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 320.

## Kailan Mag-uumpisa ang Pag-aayuno?

Malalaman kung kailan mag-uumpisa ang pag-aayuno sa buwan ng Ramaḍân sa pamamagitan ng dalawang bagay:

1. Sisilipin ang buwan sa ika-29 ng Sha'bân, at kapag nakita ang buwan ay mag-uumpisa na ang mga Muslim sa pag-aayuno kinabukasan.
2. Kung sakaling hindi nakita ang buwan sa ika-29 ng Sha'bân, ay kompletuhin ang tatlumpung araw ng Sha'bân.

Kailangang silipin ang buwan bago mag-umpisa sa pag-aayuno sapagkat ito ay alinsunod sa kautusan ni Propeta Muḩammad ﷺ. Ayon kay Abu Hurayrah رضي الله عنه kanyang sinabi: katotohanang sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **"Kayo ay mag-ayuno kapag nakita ang buwan, at kayo ay tumigil sa pag-aayuno kapag nakita ang buwan, datapuwa't kung hindi ninyo nakita (ang buwan) dahil sa lambong ng ulap, kung gayon ay kompletuhin ninyo ang Sha'bân ng tatlumpung araw."**[16]

Noong kapanahunan ni Propeta Muḩammad ﷺ ay nakita ang buwan. Ayon kay Ibnu Àbbâs رضي الله عنه, katotohanang dumating ang isang lalaki kay Propeta Muḩammad ﷺ at kanyang sinabi: katotohanang nakita ko ang buwan; sinabi ng Propeta:

(16) Napagkasunduan ang Ḩadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 323.

**"Ikaw ba ay sumasaksi na walang Diyos na karapat-dapat sambahin maliban sa Allăh?"** sinabi ng lalaki: opo; sinabi ng Propeta: **"Ikaw ba ay sumasaksi na si Muḩammad ay Sugo ng Allăh?"** sinabi ng lalaki: opo; sinabi ng Propeta: **"Kung gayon, O Bilâl! sabihin mo sa mga tao na mag-ayuno na sila bukas."**[17]

Ang bilang ng mga araw ng pag-aayuno sa buwan ng Ramaḍân ay maaaring 29 o kaya'y 30 na araw, sapagkat ito ay base sa paglitaw ng buwan sa pagtatapos ng Ramaḍân dahil kapag nakita ang buwan sa ika-29 ng Ramaḍân ay obligadong magdasal na ng Eid kinabukasan, at kapag hindi nakita ang buwan ay ipagpatuloy ang pag-aayuno ng isa pang araw.

## Panalangin Kapag Nakita ang Buwan

Narito ang panalangin ni Propeta Muḩammad ﷺ kapag nakita ang buwan sa ika-29 ng Sha'bân. Ayon kay Ṭalḩah bin Obaydullăh رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ, katotohanang si Propeta Muḩammad ﷺ ay kapag nakita niya ang buwan ay sinasabi niya: **"Allăhumma ahillahu àlaynâ bil-amni wal Ĭmân, was Salâmati wal Islâm, Rabbi wa Rabbuka-Allăh, hilâlu rushdin wa khayrin"**[18] - kahulugan sa tagalog - **O Allăh! ipakita Mo sa amin ang buwan na may kasamang katiwasayan at pananampalataya, at may kasamang kapayapaan at Islâm, ang Allăh ang aking Panginoon at iyong Panginoon, buwan ng patnubay at kabutihan.**

(17) Tingnan ang Subulus Salâm, Sharḩ Buloogh Al-Marâm, Ḩadeeth 6/621, Ikalawang Bahagi, Pahina 163.
(18) Iniulat ang Ḩadeeth na ito ni At-Tirmidzi, at sinabi niya na ang Ḩadeeth na ito ay mabuti. Tingnan ang Sharḩ Riyâḍuṣ Ṣâliḩeen, Ḩadeeth 1/1228, Ikatlong Bahagi, Pahina 384.

## Mga Haligi ng Pag-aayuno

Mayroong dalawang haligi ang pag-aayuno sa buwan ng Ramaḍân na kung saan ay nararapat na maisagawa ito upang magiging katanggap-tanggap ang pag-aayuno:

**1. An-Niyyah (Ang Layunin):** ibig sabihin ay ang pagkakaroon ng layunin sa gabi bago magbukang liwayway. Ayon kay Ḥafṣah ﵂, katotohanang sinabi ni Propeta Muḥammad ﷺ: **"Sinumang hindi magkaroon ng layunin (sa gabi) bago magbukang liwayway, siya'y walang ayuno."**[19]

Ang niyyah o layunin ay isang gawain ng puso at ito ay hindi na kailangang bigkasin pa ng dila, kaya ang pagsasagawa ng niyyah sa pag-aayuno ay isinasapuso lamang na mag-ayuno alang-alang sa pagsunod sa kautusan ng Allăh ﷻ .

Maaaring isagawa ang niyyah sa anumang oras ng gabi hanggang hindi pa dumarating ang bukang liwayway. Ang niyyah ay isinasagawa sa lahat ng mga gawaing pagsamba sa Allăh ﷻ upang ang mga gawain ay magiging katanggap-tanggap.

**2. Al-Imsâk (Ang Pangingilin):** ibig sabihin ay ang pagtitiis sa lahat ng mga nakakasira sa pag-aayuno mula sa pagbukang liwayway hanggang sa paglubog ng araw.
Sabi ng Allăh ﷻ sa banal na Qur'ân:

﴿وَكُلُوا۟ وَاشْرَبُوا۟ حَتَّىٰ يَتَبَيَّنَ لَكُمُ الْخَيْطُ الْأَبْيَضُ مِنَ الْخَيْطِ الْأَسْوَدِ مِنَ الْفَجْرِ ثُمَّ أَتِمُّوا۟ الصِّيَامَ إِلَى الَّيْلِ﴾ سورة البقرة.

(19) Tingnan ang Subulus Salâm, Sharḥ Buloogh Al-Marâm, Ḥadeeth 7/622, Ikalawang Bahagi, Pahina 163.

Ayon sa kahulugan ng talatang ito:
**"At kayo ay kumain at uminon (sa gabi) hanggang sa ang maputing hibla ay magiging lantad sa inyo kaysa sa maitim na hibla; pagkatapos ay inyong tapusin ang pag-aayuno hanggang sa dumatal ang gabi."** (Al-Baqarah 2:187)

Ang ibig sabihin ng maputing hibla ay ang pagdatal ng liwanag o pagbubukang liwayway, at ang ibig sabihin naman ng maitim na hibla ay ang kadiliman ng gabi.

## Sino ang Dapat Mag-ayuno?

Ang pag-aayuno sa buwan ng Ramaḍân ay itinakdang tungkulin at obligado sa mga:

1. Muslim
2. Nasa wastong gulang
3. Nasa wastong pag-iisip
4. Hindi nasa paglalakbay
5. Hindi dinudugo dahil sa pagreregla
6. Hindi dinudugo dahil sa panganganak
7. May kakayahan sa pag-aayuno

## Mga Nakakasira sa Pag-aayuno

Ang mga nakakasira sa pag-aayuno ay katulad ng mga sumusunod:

1. Ang sadyang pagkain
2. Ang sadyang pag-inom
3. Ang sadyang pagsuka
4. Ang sadyang pagpapalabas ng punlay
5. Ang pakikipagtalik
6. Ang pagdurugo dahil sa pagreregla
7. Ang pagdurugo dahil sa panganganak

## Pagkain o Pag-inom nang Hindi Sinasadya



Kung ang isang nag-aayuno ay nakakain o nakainom nang hindi sinasadya ay hindi nasira ang kanyang pag-aayuno, ang nararapat na gawin sa oras na maalaala ay tumigil sa pagkain o pag-inom at ipagpatuloy ang pag-aayuno, sapagkat ang sinumang kumain o uminom dahil sa kanyang pagkalimot, iyon ay isang biyaya sa kanya ng Allăh سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى . Ayon kay Abu Hurayrah رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ kanyang sinabi: sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **"Sinumang nakalimot habang siya'y nag-aayuno at siya'y kumain o uminom ay ipagpatuloy niya ang kanyang pag-aayuno sapagkat siya'y pinakain at pinainom ng Allăh."**[20]

(20) Napagkasunduan ang Ḩadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Subulus Salâm, Sharḩ Buloogh Al-Marâm, Ḩadeeth 20/635, Ikalawang Bahagi, Pahina 171.

## Pagsuka Nang Hindi Sinasadya

Kung ang isang nag-aayuno ay nasuka nang hindi sinasadya ay hindi nasira ang kanyang pag-aayuno, subalit kung ang pagsuka ay sinasadya ay nakakasira sa pag-aayuno. Ayon kay Abu Hurayrah رضي الله عنه kanyang sinabi: sinabi ng Sugo ng Allăh ﷺ: **“Sinumang masuka nang hindi sinasadya ay hindi na magkakaroon ng Qadâ (hindi na niya papalitan), at sinumang masuka nang sinasadya ay magkakaroon ng Qadâ (papalitan niya ang araw na yaon).”**[21]

Ang sadyang pagsuka ay katulad ng pagtusok ng daliri sa lalamunan o kaya’y pagpunta sa marumi at mabahong lugar na sanhi ng iyong pagkasuka samantalang alam mo na ikaw ay masusuka.

## Pakikipagtalik sa Asawa sa Araw ng Ramaḍân

Ipinagbabawal sa isang nag-aayuno na makipagtalik sa kanyang asawa habang siya’y nag-aayuno, ngunit ipinahihintulot naman ito sa gabi. Kapag nakipagtalik ang sinumang nag-aayuno at alam niyang ipinagbabawal ito na gawin sa araw ng Ramaḍân ay narito ang mga hatol:

1. Nasira ang kanyang pag-aayuno.
2. Nagkasala at kailangang magbalik-loob.
3. Magkakaroon ng Qaḍâ.
4. Magkakaroon ng Kaffârah.

(21) Tingnan ang Subulus Salâm, Sharḥ Buloogh Al-Marâm, Ḥadeeth 21/636, Ikalawang Bahagi, Pahina 171.

## Pakikipagtalik sa Pamamagitan ng Panaginip sa Araw ng Ramaḍân

Hindi nakakasira sa pag-aayuno ang lahat ng klaseng panaginip, kaya ang sinumang managinip ng pagtatalik (wet dreams) habang siya'y nag-aayuno ay ipagpatuloy niya ang kanyang pag-aayuno. Ayon sa isang naisalaysay na Ḩadeeth: sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **"Itinaas ang panulat sa tatlong kadahilanan: sa baliw hanggang siya'y magkaisip, at sa natutulog hanggang siya'y gumising, at sa sanggol hanggang siya'y umabot ng wastong gulang."**[22]

Sa oras na magising ang sinumang nanaginip ng pagtatalik ay maliligo agad sapagkat siya ay Junob.

(22) Iniulat ang Ḩadeeth na ito nila Aḩmad, Abu Dâwood at At-Tirmidzi. Tingnan ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 325.

## Kahulugan ng Qaḍâ

Kapag binanggit ang salitang Qaḍâ sa Ramaḍân ay ang kahulugan nito ay ang pagbayad sa pag-aayuno. Ibig sabihin ay kung sakaling merong hindi napag-ayunuhan sa mga araw ng Ramaḍân ay papalitan ito pagkatapos ng Ramaḍân, bibilangin ang mga araw na hindi napag-ayunuhan at ito ay pag-aayunuhan.

## Kahulugan ng Kaffârah

Kapag binanggit ang salitang Kaffârah sa Ramaḍân ay ang ibig sabihin nito ay ang kabayaran ng taong nag-aayuno dahil sa kanyang kasalanang nagawa sa panahon na siya'y nag-aayuno katulad ng pakikipagtalik bahang nag-aayuno sa araw ng Ramaḍân. Kaya ang Kaffârah ng lalaking nakipagtalik sa kanyang asawa sa araw ng Ramaḍân ay:

- Magpalaya siya ng isang alipin.
- Kung wala siyang matagpuang alipin ay mag-ayuno ng dalawang buwan na sunud-sunod.
- Kung hindi niya kayang mag-ayuno ng dalawang buwan na sunud-sunod ay magpakain ng animnapung (60) mga mahihirap.

## Babaeng Nasa Panahon ng Regla o Bagong Panganak

Ang mga babaeng nasa panahon ng regla o bagong panganak ay hindi puwedeng mag-ayuno bagkus ito'y ipinagbabawal sa mga babae kapag sila'y nasa ganitong kalagayan, subalit magkakaroon sila ng Qaḍâ sa mga araw na hindi nila napag-ayunuhan pagkatapos ng Ramaḍân at hindi na nila kailangang palitan ang mga dasal (Ṣalâh) na hindi nila naisagawa sanhi ng kanilang pagreregla.

Ayon kay Àishah ﵂ kanyang sinabi: **"Kami ay niregla sa kapanahunan ng Sugo ng Allăh ﷺ, at pinag-utusan kami na magkaroon ng Qaḍâ sa pag-aayuno, at hindi kami pinag-utusan na magkaroon ng Qaḍâ sa pagdarasal."**[23]

## Babaeng Nagdadalang Tao o Nagpapasuso ng Sanggol

Narito ang pananaw ng mga Pantas sa Islâm hinggil sa mga babaeng nagdadalang tao o nagpapasuso ng sanggol sa araw ng Ramaḍân:

- **Ayon sa napagkasunduan ng mga Pantas**[24]**:** Ang mga babaeng nagdadalang tao o nagpapasuso ng sanggol, kung sila'y nangangamba na ang pag-aayuno ay makakasama sa kanilang mga sarili – o kaya'y makakasama sa kanilang mga sarili at sa kanilang sanggol – sila'y pinahintulutang hindi na mag-ayuno subalit magkakaroon sila ng Qaḍâ.

(23) Napagkasunduan ang Ḥadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 329.
(24) Tingnan ang Fiqhul Mar-ah, Pahina 181. Tingnan din ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 327.

- **Ayon kina Imâm Ash-Shâfi'e at Imâm Aḩmad**[25]: Ang mga babaeng nagdadalang tao o nagpapasuso ng sanggol, kung sila'y nangangamba na ang pag-aayuno ay makakasama sa kanilang sanggol ay sila'y pinahintulutang hindi na mag-ayuno subalit magkakaroon sila ng Qaḍâ at Fidyah[26]. Subalit ayon sa mga Pantas ng Al-Ḩanafiyyah[27] at sa iba pang mga Pantas: ay magkakaroon lamang sila ng Qaḍâ at hindi na magkakaroon ng Fidyah. Ang pagkakaiba ng mga Pantas ay nakakapagbigay ng malawak na kaalaman at ito'y itinuturing na awa.

(25) Tingnan ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 327.
(26) Fidyah: kapag binanggit ang salitang Fidyah sa Ramaḍân ay ang ibig sabihin nito ay ang pagpapakain sa mahihirap sa mga araw ng Ramaḍân bilang ganti o kabayaran ng hindi pag-aayuno na may sapat na kadahilanan tulad ng nabanggit sa taas, o kaya'y dahil sa karamdamang wala ng lunas o sa katandaang gulang.
(27) Tingnan ang Fiqhul Mar-ah, Pahina 182. Tingnan din ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 327.

## Sino ang mga Pinahintulutang Hindi na Mag-ayuno Subalit Magkakaroon ng Qaḍâ?

Ang mga taong pinahintulutang hindi na mag-ayuno subalit magkakaroon ng Qaḍâ ibig sabihin ay papalitan na lamang nila ang mga araw na hindi nila napag-ayunuhan pagkatapos ng Ramaḍân:

1. Ang mga may karamdamang may lunas pa.
2. Ang mga nasa paglalakbay.

Sabi ng Allăh سبحانه وتعالى sa banal na Qur'ân:

﴿فَمَن كَانَ مِنكُم مَّرِيضًا أَوْ عَلَىٰ سَفَرٍ فَعِدَّةٌ مِّنْ أَيَّامٍ أُخَرَ﴾ سورة البقرة.

Ayon sa kahulugan ng talatang ito:
**"Datapuwa't sinuman sa inyo ang may karamdaman o nasa paglalakbay, ang nakatakdang bilang (mga araw na hindi napag-ayunuhan ay papalitan na lamang) sa ibang mga araw."** (Al-Baqarah 2:184)

## Sino ang mga Pinahintulutang Hindi na Mag-ayuno Subalit Magkakaroon ng Fidyah?

Ang mga taong pinahintulutang hindi na mag-ayuno subalit magkakaroon ng Fidyah ibig sabihin ay magpapakain na lamang araw-araw ng isang mahirap sa mga araw ng Ramaḍân:

1. Ang mga may karamdamang wala ng lunas.

Sabi ng Allăh سبحانه وتعالى sa banal na Qur'ân:

﴿وَعَلَى الَّذِينَ يُطِيقُونَهُ فِدْيَةٌ طَعَامُ مِسْكِينٍ﴾ سورة البقرة.

Ayon sa kahulugan ng talatang ito:
**"At sa mga walang kakayahan sa pag-aayuno ay may fidyah (o kabayaran) na magpakain ng isang mahirap (miskeen)."** (Al-Baqarah 2:184)

2. Ang mga matatandang lalaki at babae. Ayon kay Ibnu Àbbâs رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ kanyang sinabi: **“Binigyang labis na kalayaan ang matatanda na huminto sa pag-aayuno subalit magpakain araw-araw ng isang mahirap, at hindi na siya magkakaroon ng Qaḍâ.”**(28)

## Kahulugan ng Ifṭâr

Ang Ifṭâr ay salitang arabik na ang kahulugan nito ay ang pagtigil sa pag-aayuno. Ang tamang oras ng Ifṭâr (o pagtigil sa pag-aayuno) ay kapag lumubog na ang araw o kaya’y kapag pumasok na ang oras ng Ṣalâtul Maghrib.

Kaya kapag sumapit na ang oras ng pag-ifṭâr o kapag natiyak na lumubog na ang araw ay ititigil na ang pag-aayuno, at kung sakaling wala pang pagkain o kahit tubig man lang ay maglayunin na lamang habang wala pang makain o mainom. Ang mainan na unang kainin tuwing itinitigil ang pag-aayuno ay mga Ruṭab (sariwang dates) o kaya’y mga Tamr (hindi sariwang dates) at kung sakaling walang matagpuan na Ruṭab o kaya’y Tamr ay uminom na lamang ng tubig alinsunod sa kaugalian ng Propeta.

(28) Iniulat ang Ḩadeeth na ito nina Ad-Dâr Qutni at Al-Ḩâkim. Tingnan ang Subulus Salâm, Sharḩ Buloogh Al-Marâm, Ḩadeeth 24/639, Ikalawang Bahagi, Pahina 173.

Ayon kay Anas ﷺ kanyang sinabi: **"Nakaugalian ng Sugo ng Allăh ﷺ na bago magdasal (ng Ṣalâtul Maghrib) ay itinitigil niya (ang pag-aayuno) ng mga Ruṭab, at kung hindi mga Ruṭab ay mga Tamr, at kung hindi mga Tamr ay umiinom ng tubig."**[29]

## Kahalagahan ng Ifṭâr

Kapag itinigil na ng nag-aayuno ang kanyang pag-aayuno sa takdang oras ng pagtigil nito, siya'y laging nasa kabutihan o biyaya. Ayon kay Sahl bin Sa'd ﷺ, katotohanang sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **"Patuloy na makakatanggap ng mabuti ang mga tao habang minamadali nila ang pag-ifṭâr."**[30]

Sa isa pang naisalaysay na Ḩadeeth, sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **"Katotohanang ipagkakaloob sa nag-aayuno sa oras ng kanyang pag-ifṭâr na hindi babalewalain ang kanyang panalangin."**[31]

Ang taong nagpapa-ifṭâr (nagpapakain) sa isang nag-aayuno ay matatamo niya ang gantimpalang katulad ng gantimpala ng nag-aayuno.

(29) Iniulat ang Ḩadeeth na ito nina Abu Dâwood at At-Tirmidzi at sinabi niya na mabuti ang Ḩadeeth na ito. Tingnan ang Sharḩ Riyâḑuṣ Ṣâliḩeen, Ḩadeeth 7/1239, Ikatlong Bahagi, Pahina 388.
(30) Napagkasunduan ang Ḩadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Sharḩ Riyâḑuṣ Ṣâliḩeen, Ḩadeeth 1/1233, Ikatlong Bahagi, Pahina 387.
(31) Iniulat ang Ḩadeeth na ito nina Ibnu Mâjah at Al-Ḩâkim. Tingnan ang Minhâj Al-Muslim, Pahina 283.



Ayon kay Zayd bin Khâlid Al-Juhani رَضِيَ اللهُ عَنْهُ, sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **“Sinumang magpa-ifṭâr (magpakain) sa isang nag-aayuno, mayroong matatamo na gantimpalang katulad ng gantimpala niya (nag-aayuno), na hindi mababawasan ang gantimpala ng nag-ayuno kahit na kaunti.”**(32)

## Panalangin Tuwing Mag-Ifṭâr

Narito ang panalangin ni Propeta Muḩammad ﷺ tuwing itinitigil na niya ang kanyang pag-aayuno: **“Allăhumma Laka ṣumnâ waàlâ rizqika aftarnâ, fataqabbal minnâ Innaka Antas sami’ol àleem” –** kahulugan sa tagalog **– O Allăh! kami ay nag-aayuno para sa Iyo, at sa Iyong biyaya kami ay mag-iifṭâr (titigil na sa pag-aayuno), nawa’y tanggapin Mo sa amin, katotohanang Ikaw ang higit na nakakarinig, ang nakakaalam.**(33)

---

(32) Iniulat ang Ḩadeeth na ito ni At-Tirmidzi, at sinabi niya na ang Ḩadeeth na ito ay mabuti at tama. Tingnan ang Sharḩ Riyâḍuṣ Ṣâliḩeen, Ḩadeeth 1/1265, Ikatlong Bahagi, Pahina 401.

(33) Iniulat ang Ḩadeeth na ito ni Abu Dâwood. Tingnan ang Minhâj Al-Muslim, Pahina 292.

## Kahulugan ng Suḩoor

Ang Suḩoor ay salitang arabik na ang kahulugan nito ay ang pagkain at pag-inom sa gabi bago sumapit ang bukang liwayway. Ito ay isang kanais-nais na gawain bilang pagsunod kay Propeta Muḩammad ﷺ.

Kapag sinabi na Saḩoor, ang ibig sabihin nito ay ang pagkain na kinakain sa gabi tuwing buwan ng Ramaḍân.

## Kahalagahan ng Suḩoor

Sa pamamagitan ng Suḩoor ay natatamo rito ang kasaganaan o kaya'y biyaya na ipagkakaloob ng Allăh ﷻ. Ayon kay Anas رضي الله عنه kanyang sinabi: sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **"Kayo ay magsuḩoor (kumain bago magbukang liwayway) sapagkat katotohanang may biyaya sa Suḩoor."**(34)

Ang mas mainam sa Suḩoor ay kapag malapit ng sumapit ang Ṣalâtul Fajr, subalit bago dumating ang oras na ito ay tiyaking tapos ng kumain.

## Kahulugan ng Tarâweeḩ

Ang Tarâweeḩ ay salitang arabik na ang kahulugan nito ay panggabing dasal pagkatapos ng Ṣalâtul Eshâ tuwing buwan ng Ramaḍân. Ito ay isang kanais-nais na pagdarasal na kung saan ay mainam na isagawa nang sabay-sabay (kongregasyon).

Kapag sinabi na Ṣalâtut Tarâweeḩ, ang ibig sabihin nito ay pagdarasal ng Taraweeḩ, sa ibang katawagan nito ay Ṣalâtul Qiyâm.

(34) Napagkasunduan ang Ḩadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Subulus Salâm, Sharḩ Buloogh Al-Marâm, Ḩadeeth 11/626, Ikalawang Bahagi, Pahina 165.



## Kahalagahan ng Tarâweeḩ

Ang Ṣalâtut Tarâweeḩ o kaya'y pagdarasal ng Tarâweeḩ ay isang kapatawaran sa mga naunang kasalanan. Ayon kay Abu Hurayrah رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ kanyang sinabi: sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **"Sinumang magdasal ng Qiyâm (Tarâweeḩ) bilang pananampalataya at hangad matamo ang gantimpala ay patatawarin para sa kanya ang kanyang mga naunang kasalanan."**[35]

(35) Napagkasunduan ang Ḩadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Sharḩ Riyâḍuṣ Ṣâliḩeen, Ḩadeeth 1/1187, Ikatlong Bahagi, Pahina 350.



## Kahulugan ng I'tikâf

Ang I'tikâf ay salitang arabik na ang kahulugan nito ay ang pananatili sa Masjid sa layuning pagsamba para sa Allăh ﷻ. Ito ay higit na kanais-nais na isagawa sa huling sampung araw ng Ramaḍân. Ayon kay Ibnu Omar رضي الله عنه kanyang sinabi: **"Nakaugalian ng Sugo ng Allăh ﷺ na siya'y nag-ii'tikâf (nananatili sa Masjid) sa huling sampung araw ng Ramaḍân."**[36]

Isinasagawa ang I'tikâf sa pamamagitan ng paghiling ng kabutihan at umaasang makamit ang Laylatul Qadr. Kaya ipinapayo sa mga nagsasagawa ng I'tikâf na maglaan ng mga gawaing pagsunod sa Allăh ﷻ tulad ng pagdarasal, pagbabasa ng Qur'ân, paggunita sa Allăh ﷻ, gayon din ang pananalangin o paghiling ng kapatawaran.

(36) Napagkasunduan ang Ḩadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Sharḩ Riyâḑuş Şâliḩeen, Ḩadeeth 1/1268, Ikatlong Bahagi, Pahina 402.

## Kahulugan ng Laylatul Qadr

Ang literal na kahulugan ng Laylatul Qadr sa wikang tagalog ay gabi ng kapasyahan o kaya'y gabing mapagpala. Ito ang gabi na kung saan ay inaasam-asam ng mga Muslim na makamit.

## Kahalagahan ng Laylatul Qadr

1. Sa gabing ito ibinaba ang Qur'ân mula sa Lawḩul Maḩfooẓ papunta sa unang langit o malapit na langit[37], bago baha-bahaging ipinahayag kay Propeta Muḩammad ﷺ sa loob ng dalawampu't tatlong taon.

2. Sa gabing ito ay ang isang gawaing mabuti o pagsamba sa Allăh ﷻ ay mas mainam pa kaysa sa isang libong buwan, ang katumbas ng isang libong buwan ay walumpu't tatlong taon at apat na buwan.

---

(37) مِنَ اللَّوْحِ الْمَحْفُوظ إِلَى السَّمَاءِ الدُّنْيَا

Ayon sa Tafseer Al-Jalâlayn: Ibinaba ang Qur'ân ng isang beses na buo mula sa Lawḩul Maḩfooz papunta sa unang langit o malapit na langit sa (panahon ng) Laylatul Qadr. Sinabi ni Ibnu Àbbâs رضي الله عنه at iba pa: Ibinaba ng Allăh ang Qur'ân ng isang beses na buo mula sa Lawḩul Maḩfooẓ papunta sa Baytul Ejjah ng unang langit o malapit na langit

(مِنَ اللَّوْح الْمَحْفُوظ إِلَى بَيت الْعِزَّة مِنَ السَّمَاء الدُّنْيَا), pagkatapos ay ipinahayag ng baha-bahagi sa Propeta ayon sa mga pangyayari (o sitwasyon) sa loob ng dalawampu't tatlong taon. Tingnan ang Tafseer Ibnu Katheer, sa unang talata ng Surah Al-Qadr.

3. Sa gabing ito ay magsisibaba ang mga Anghel pati na si Jibreel (Anghel Gabriel) hinggil sa kapasyahan.

4. Ang buong gabi ng Laylatul Qadr ay kapayapaan hanggang sa pagdatal ng bukang liwayway.

Narito ang mga talata sa banal na Qur'ân hinggil sa Laylatul Qadr, ang Surah Al-Qadr:

﴿إِنَّا أَنزَلْنَاهُ فِي لَيْلَةِ الْقَدْرِ. وَمَا أَدْرَاكَ مَا لَيْلَةُ الْقَدْرِ. لَيْلَةُ الْقَدْرِ خَيْرٌ مِنْ أَلْفِ شَهْرٍ. تَنَزَّلُ الْمَلَائِكَةُ وَالرُّوحُ فِيهَا بِإِذْنِ رَبِّهِمْ مِن كُلِّ أَمْرٍ. سَلَامٌ هِيَ حَتَّى مَطْلَعِ الْفَجْرِ﴾ سورة القدر.

Ayon sa kahulugan ng mga talatang ito:

**"Katotohanang Aming ibinaba ang Qur'ân sa Laylatul Qadr (gabi ng kapasyahan). At paano mo mapag-aalaman (O Muḥammad) kung ano ang Laylatul Qadr?. Ang Laylatul Qadr ay mas mainan pa sa isang libong buwan. Nagsisibaba ang mga Anghel at ang Rooḥ (Jibreel) sa kapahintulutan ng kanilang Panginoon hinggil sa kapasyahan. Kapayapaan hanggang sa pagdatal ng bukang liwayway."** (Al-Qadr 97:1-5)

﴿إِنَّا أَنزَلْنَاهُ فِي لَيْلَةٍ مُبَارَكَةٍ﴾ سورة الدخان.

Ayon sa kahulugan ng talatang ito:

**"Katotohanang Aming ibinaba ito (ang Qur'ân) sa gabing mapagpala."** (Ad-Dukhân 44:3)

Ang pagdarasal ng Laylatul Qadr ay isang kapatawaran sa mga naunang kasalanan. Ayon kay Abu Hurayrah رضي الله عنه kanyang sinabi: sinabi ni Propeta Muḩammad ﷺ: **"Sinumang magdasal ng Laylatul Qadr bilang pananampalataya at hangad matamo ang gantimpala ay patatawarin para sa kanya ang kanyang mga naunang kasalanan"** (38)

## Kailan Matatagpuan ang Laylatul Qadr?

Ang Laylatul Qadr ay matatagpuan sa gabi ng huling sampung araw ng Ramaḍân. May mga pananaw ang mga Pantas sa Islâm kung anong gabi ito matatagpuan, malamang ito ay sa mga gansal na araw, sa ika-21, 23, 25, 27 at 29. At karamihan sa mga Pantas ayon sa kanilang pananaw ay matatagpuan ito sa ika-27 ng Ramaḍân. Narito ang ilan sa mga naisalaysay na Ḩadeeth ni Propeta Muḩammad ﷺ: Ayon kay Àishah رضي الله عنها, katotohanang ang Sugo ng Allăh ﷺ ay nagsabi: **"Sikapin ninyong bantayan ang Laylatul Qadr sa gansal ng huling sampung araw ng Ramaḍân."**(39)

Ayon naman kay Ibnu Omar رضي الله عنه kanyang sinabi: sinabi ng Sugo ng Allăh ﷺ: **"Sinumang nagsusumikap na bantayan ito (Laylatul Qadr), ay sikaping bantayan ito sa gabi ng ika-27."**(40)

---

(38) Napagkasunduan ang Ḩadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Sharḩ Riyâḍuṣ Ṣâliḩeen, Ḩadeeth 1/1189, Ikatlong Bahagi, Pahina 351.

(39) Iniulat ang Ḩadeeth na ito ni Al-Bukhâri. Tingnan ang Sharḩ Riyâḍuṣ Ṣâliḩeen, Ḩadeeth 4/1192, Ikatlong Bahagi, Pahinan 351. Tingnan din ang Tafseer Ibnu Katheer sa Surah Al-Qadr.

(40) Iniulat ang Ḩadeeth na ito ni Aḩmad. Tingan ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 348.

Si Propeta Muḩammad ﷺ ay matiyagang nagsusumikap sa pagsamba para sa Allăh ﷻ kapag pumasok na ang huling sampung araw ng Ramaḍân na kung saan ay hindi niya pangkaraniwang ginagawa ito sa ibang panahon. Ayon kay Àishah رضي الله عنها kanyang sinabi: **"Nakaugalian ng Sugo ng Allăh ﷺ na kapag pumasok na ang sampung araw - ang huling sampung araw ng Ramaḍân - ay hinihigpitan niya ang kanyang suot sa bandang ibaba (tinatalikdan niya ang gawaing mag-asawa at nagsusumikap sa mga pagsamba), at pinapasigla niya ang kanyang gabi (gumigising sa gabi), at ginigising niya ang kanyang pamilya."**[41]

(41) Napagkasunduan ang Ḩadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Subulus Salâm, Sharḩ Buloogh Al-Marâm, Ḩadeeth 2/661, Ikalawang Bahagi, Pahina 184.



## Mga Palatandaan ng Laylatul Qadr

Hinggil sa palatandaan ng Laylatul Qadr ay nangangailangan ng tiyak na katibayan upang hindi malihis ang tao sa tamang katuruan, kaya ang mga sumusunod ay mga palatandaan nito mula sa mga katibayang mapapanaligang Ḥadeeth. Ayon kay Ibnu Àbbâs ﵁, katotohanang ang Sugo ng Allăh ﷺ ay nagsabi tungkol sa Laylatul Qadr: **"Isang kasiya-siyang gabi, hindi mainit at hindi malamig, at ang pagdatal ng araw sa umaga nito ay mahina ang pula."**[42]

Ayon naman kay Ubayy bin Ka'b ﵁ kanyang sinabi: **"Ito yong gabi (Laylatul Qadr) na pinag-utusan kami ng Sugo ng Allăh ﷺ na magdarasal, ito ay ika-27 ng gabi, at ang palatandaan nito ay sisikat ang araw sa umaga nito na maputing walang sinag.**[43]

(42) Tingnan ang Tafseer Ibnu Katheer sa Surah Al-Qadr.
(43) Tingan ang Fiqhus Sunnah, Unang Bahagi, Pahina 348.

## Mainam na Panalangin sa Laylatul Qadr

Isa sa pinakamahusay na panalangin (duà) na mainam bigkasin sa Laylatul Qadr ay ang itinuro ni Propeta Muḩammad ﷺ kay Àishah رضي الله عنها, noong itinanong niya sa Propeta na kung sakaling mabatid niya ang Laylatul Qadr, ano ang kanyang sasabihin sa gabing iyon? Sinabi ng Propeta: **"Sabihin mo: Allăhumma Innaka àfuwwun tuhibbul àfwa fa'fu ànni"**(44) – kahulugan sa tagalog **– O Allăh! Katotohanang Ikaw ay mapagpatawad at minamahal Mo ang pagpapatawad, nawa'y patawarin Mo ako.**

(44) Tingnan ang Subulus Salâm, Sharḩ Buloogh Al-Marâm, Ḩadeeth 10/669, Ikalawang Bahagi, Pahina 173.



## Zakâtul Fiṭr

Ang Zakâtul Fiṭr ay isang tungkulin ng bawat Muslim na ibinibigay sa mga mahihirap tuwing matatapos ang Ramaḍân. Ito ay nagdadalisay sa nag-aayuno mula sa mga walang kabuluhan na salita, at ito ay tulong sa mga mahihirap upang mapabilang sila sa kasiyahan sa araw ng Eid simbolo ng pagkakaroon ng pantay-pantay. Ayon sa Ḥadeeth na naisalaysay ni Ibnu Àbbâs رَضِيَ اللهُ عَنْهُ kanyang sinabi: **"Ipinag-utos ng Sugo ng Allăh ﷺ ang Zakâtul Fiṭr bilang pagdadalisay sa nag-aayuno mula sa walang kabuluhan at mahahalay na salita, at bilang pagpapakain sa mga mahihirap; sinumang magbigay nito bago ang pagdarasal (ng Ṣalâtul Eid) datapuwa't ito ay Zakâh (Zakâtul Fiṭr) na katanggap-tanggap, at sinumang magbigay nito matapos ang pagdarasal**

**(ng Ṣalâtul Eid) datapuwa't ito ay kawang-gawa na kabilang sa mga kawang-gawa."**[45]

Ayon sa mga Pantas sa Islâm, maaaring ibigay ang Zakâtul Fiṭr sa walong klaseng mga tao na nararapat bigyan ng Zakâh.

Sabi ng Allăh ﷻ sa banal na Qur'ân:

﴿إِنَّمَا الصَّدَقَاتُ لِلْفُقَرَاءِ وَالْمَسَاكِينِ وَالْعَامِلِينَ عَلَيْهَا وَالْمُؤَلَّفَةِ قُلُوبُهُمْ وَفِي الرِّقَابِ وَالْغَارِمِينَ وَفِي سَبِيلِ اللَّهِ وَابْنِ السَّبِيلِ فَرِيضَةً مِنَ اللَّهِ وَاللَّهُ عَلِيمٌ حَكِيمٌ﴾ سورة التوبة.

Ayon sa kahulugan ng talatang ito:

"Ang mga kawang-gawa (Zakâh) ay para lamang sa mga kapuspalad, at mga mahihirap, at mga lumilikom nito, at mga pinapalubag ang kanilang kalooban (mga hinahangad na yumakap o mga bagong yakap sa Isalâm), at sa pagpapalaya ng mga alipin (o bihag), at mga may utang, at sa landas ng Allăh (mga nagsasagawa ng Jihâd), at mga manlalakbay; ito ay isang katungkulan na itinalaga ng Allăh; datapuwa't ang Allăh ang higit na maalam, ang may karunungan." (At-Tawbah 9:60)

(45) Iniulat ang Ḥadeeth na ito nina Abu Dâwood at Ibnu Mâjah. Tingnan ang Mukhtaṣar Al-Fiqh Al-Islâmi, Pahina 607.

Ang halaga na ibibigay na Zakâtul Fiṭr ay isang Ṣaa'[46] na tamr (dates) o shaeer (barley), o kaya'y isang Ṣaa' na bigas. Ayon sa Ḥadeeth na naisalaysay ni Ibnu Omar رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ kanyang sinabi: **"Ipinag-utos ng Sugo ng Allăh ﷺ ang Zakâtul Fiṭr: isang Ṣaa' na tamr (dates), o isang Ṣaa' na shaeer (barley), sa mga Muslim na alipin at malaya, lalaki at babae, bata at matanda; at ipinag-utos niya na ibigay ito bago lumabas ang mga tao sa pagdarasal."**[47]

(46) Ang ibig sabihin ng Ṣaa' (صاع) sa malapit na kahulugan nito ay Salop, at ang isang Ṣaa' ay katumbas ng apat na dakot ng dalawang magkadikit na kamay ng isang malaking tao. Ito ay may katumbas na humigit kumulang sa dalawa't kalahating kilong bigas, at ang ilan sa mga Pantas tulad ni Imâm Abu Ḥaneefah at iba pa ay kanilang ipinahintulot ang pagbibigay ng pera na katumbas ng halaga nito. Mangyari lamang na makipag-ugnayan sa lugar na kinaroroonan o kaya'y sa Dârul Iftâ kung magkano ang katumbas nito.

(47) Napagkasunduan ang Ḥadeeth na ito nina Al-Bukhâri at Muslim. Tingnan ang Mukhtaṣar Al-Fiqh Al-Islâmi, Pahina 608.

## Ṣalâtul Eid

Ang ibig sabihin ng Eid sa literal na kahulugan nito ay pagdiriwang. Ang Eid sa Islâm ay araw ng pagdiriwang dahil sa ganap na pagsasakatuparan ng gawaing pagsamba sa Allăh ﷾, at ito ay bilang pasasalamat sa Allăh ﷾ sa mga biyayang Kanyang ipinagkaloob. Ang mga Muslim ay mayroong dalawang Eid na kanilang idinaraos sa loob ng isang taon:

**1. Ang Eidul Fiṭr:** dumarating ito sa unang araw ng buwan ng Shawwâl pagkatapos ng buwan ng Ramaḍân. Ang Shawwâl ay ang ika-10 na buwan ng Hijri o Kalendaryong Islamiko.

**2. Ang Eidul Aḍ-ḥâ:** dumarating ito sa ikasampung araw ng buwan ng Dzul Ḥijjah. Ang Dzul Ḥijjah ay ang ika-12 na buwan ng Hijri o Kalendaryong Islamiko. Ito ang buwan na kung saan ay isinasagawa ng mga Muslim ang Ḥajj.

Gayunman, ang Ṣalâtul Eid (pagdarasal ng Eid) ay isang pagdarasal na kung saan ay hinihimok ang mga Muslim na lumabas upang isagawa ito kasama ang kanilang mga pamilya, lalaki at babae, matanda at bata. Ito ay binubuo ng dalawang rak'àh, pitong takbeer sa unang rak'àh at limang takbeer naman sa ikalawang rak'àh. Ito ay walang adzân at iqâmah, gayon ding walang dasal na sunnah bago o matapos ang Ṣalâtul Eid. At pagkatapos nito ay mayroong dalawang khutbah (sermon) at mainam ang pakikinig ng khutbah. Ipinagbabawal na mag-ayuno sa mga araw ng Eid.

## Kahalagahan ng Pag-aayuno ng Anim na Araw sa Buwan ng Shawwâl

Ang Shawwâl ay ang buwan na kasunod ng buwan ng Ramaḍân. Sikaping makapag-ayuno pa ng anim na araw sa buwan na ito upang makamit ang maraming gantimpala mula sa Allăh ﷾ sapagkat ang pag-aayuno ng karagdagang anim na araw ay katumbas ng isang buong taon na pag-aayuno. Ayon kay Abu

Ayyub رضي الله عنه katotohanang ang Sugo ng Allăh ﷺ ay nagsabi: **"Sinumang mag-ayuno sa (buwan ng) Ramaḍân at sundan niya ito ng anim na araw sa Shawwâl ay katulad ng siya'y nakapag-ayuno ng isang taon."**(48)

Ang pag-aayuno ng karagdagang anim na araw ay hindi na kailangan pa ng sunud-sunod, ang importante ay maisagawa ito sa mga araw ng Shawwâl.

## Kahalagahan ng Pag-aayuno sa Araw ng Àrafah

Ang pag-aayuno sa araw ng Àrafah ay binubura nito ang dalawang taon na kasalanan. Ayon kay Abu Qatâdah رضي الله عنه kanyang sinabi: ang Sugo ng Allăh ﷺ ay tinanong ukol sa pag-aayuno sa araw ng Àrafah? Sinabi niya: **"Binubura nito ang isang taon na naunang kasalanan at ang susunod na taon."**(49)

Ang araw ng Àrafah ay ang ikasiyam na araw ng buwan ng Dzul Ḩijjah. Ang Dzul Ḩijjah ay ang huling buwan ng Hijri o Kalendaryong Islamiko.

(48) Iniulat ang Ḩadeeth na ito ni Muslim. Tingnan ang Sharḩ Riyâḍuṣ Ṣâliḩeen, Ḩadeeth 1/1254, Ikatlong Bahagi, Pahinan 395. Tingnan din ang Subulus Salâm, Sharḩ Buloogh Al-Marâm, Ḩadeeth 2/644, Ikalawang Bahagi, Pahina 177.

(49) Iniulat ang Ḩadeeth na ito ni Muslim. Tingnan ang Sharḩ Riyâḍuṣ Ṣâliḩeen, Ḩadeeth 1/1250, Ikatlong Bahagi, Pahinan 394.

## Kahalagahan ng Pag-aayuno sa Araw ng Ầshoorâ

Ang pag-aayuno sa araw ng Ầshoorâ ay binubura nito ang isang taon na kasalanan. Ayon kay Qatâdah رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُ kanyang sinabi: katotohanang ang Sugo ng Allăh ﷺ ay tinanong ukol sa pag-aayuno sa araw ng Ầshoorâ? At sinabi niya: **"Binubura nito ang isang taon na naunang kasalanan."**(50)

Ang araw ng Ầshoorâ ay ang ikasampung araw ng buwan ng Muḩarram. Ang Muḩarram ay ang unang buwan ng Hijri o Kalendaryong Islamiko. Ayon sa mga Pantas ay mas mainam na pag-ayunuhan din ang araw ng Tâsooà, ang ikasiyam na araw ng buwan ng Muḩarram.

(50) Iniulat ang Ḩadeeth na ito ni Muslim. Tingnan ang Sharḩ Riyâḍuṣ Ṣâliḩeen, Ḩadeeth 3/1252, Ikatlong Bahagi, Pahina 395.

## Ang Pangwakas

Paalaalang kapatiran, huwag nating tularan ang mga taong nagdarasal lamang kung buwan ng Ramaḍân at pagkatapos nito ay bumabalik naman sa kanilang mga masasamang gawain. Ang bawat tao ay nakakagawa ng kasalanan at ang pinakamabuti sa mga nagkakasala ay yaong nagbabalik-loob, gaano man kalaki ang kasalanan ay laging nagpapatawad ang Allăh ﷻ.

رَبَّنَا ظَلَمْنَا أَنْفُسَنَا وَإِنْ لَمْ تَغْفِرْ لَنَا وَتَرْحَمْنَا لَنَكُونَنَّ مِنَ الْخَاسِرِينَ.

**O aming Panginoon! aming ipinariwara ang aming sarili, at kung hindi Mo kami patatawarin at hindi Mo igagawad sa amin ang Iyong habag, katiyakang kami ay magiging kabilang sa mga talunan.**

Nawa'y tanggapin ng Allăh ﷻ ang ating pag-aayuno, pagdarasal at ipagkaloob Niya sa atin ang Paraiso. Gawaran ng Allăh ﷻ ng pagpapala at kapayapaan ang ating Propetang si Muḩammad ﷺ at ang kanyang pamilya at ang kanyang mga kasama.

والحمد لله ربّ العالمين

**Mga Naisulat ng May-akda**
Ang Pag-aasawa at mga Karapatan
Ano ang Pagkakaalam mo sa Ribâ (Pagpapatubo)?
Mga Alituntunin at mga Kahalagahan ng Pag-aayuno

# فهرس الأحاديث

# Talatuntunan ng mga Ḥadeeth

| الحديث | الصفحة |
|---|---|

## مراجع الكتاب

## Mga Reperensiya ng Aklat


- **تفسير الجلالين** / العلاّمة جلال الدّين محمّد بن أحمد المحلّي، والعلاّمة جلال الدّين عبد الرّحمن بن أبي بكر السّيوطي.
- **تفسير ابن كثير** / للإمام الحافظ عماد الدين أبي الفداء إسماعيل بن كثير القرشي الدّمشقي.
- **سبل السلام** شرح بلوغ المرام من جمع أدلة الأحكام / للإمام محمّد بن إسماعيل الأمير اليمني الصنعاني / خرّج أحاديثه محمّد عبد القادر أحمد عطا / الطبعة الأولى: ١٤٢٠هـ - ٢٠٠٠م، دار الكتب العلمية بيروت - لبنان.
- **شرح رياض الصّالحين** من كلام سيد المرسلين / للإمام الحافظ الفقيه أبي زكريا يحيى بن شرف النّووي / شرحه فضيلة الشيخ محمد بن صالح العثيمن رحمه الله / طبعة جديدة محققة، الطبعة الأولى: ١٤٢٤هـ - ٢٠٠٣م، دار المنار.
- **منهاج المسلم** كتاب عقائد وآداب وأخلاق وعبادات ومعاملات / أبوبكر جابر الجزائري / الطبعة: ١٤٢٢هـ - ٢٠٠٢م، دار الكتاب الحديث.
- **مختصر الفقه الإسلاميّ** / محمّد بن إبراهيم بن عبد الله التّويجري / الطبعة الرابعة: ١٤٢٣هـ - ٢٠٠٢م، بيت الأفكار الدوليّة.
- **فقه السّنّة** / السيّد سابق / الطبعة: ١٤٢٢هـ - ٢٠٠١م، دار الفتح للإعلام العربي - القاهرة.
- **فقه المرأة** من المهد إلى اللَّحد / الشيخ الدكتور جاسم بن محمد بن مهلهل الياسين / الطبعة الأولى: ١٤٢٦هـ - ٢٠٠٥م.

## فهرس الكتاب

## Talatuntunan ng Aklat

